# IKA-4 NG PEBRERO, BIYERNES IV

## Panalangin sa Umaga

### PASIMULA

**Panginoon, buksan mo ang aking mga labi.**
— At pupurihin ka ng aking bibig.

### PAANYAYA SA PANALANGIN

Antipona: **Halina't purihin ang Panginoon, nasa kanya ang lahat ng ating kasiyahan.**

**Salmo 95**

Tayo ay lumapit sa 'ting Panginoon, Siya ay awitan,
Ating papurihan ang batong kublihan nati't kalakasan.
Tayo ay lumapit sa kanyang harapan na may pasalamat,
Siya ay Purihin ng mga awiting may tuwa at galak.
*(Uulitin ang Antipona)*

Sapagkat ang Diyos ay ang Panginoong napakadakila,
Ang dakilang Haring higit sa sinuman na binabathala.
Nasa kanyang palad ang buong daigdig. pati kalaliman,
Ang lahat ay kanya maging ang mataas nating kabundukan.
Kanya rin ang dagat at pati ang lupa na kanyang nilalang.
*(Uulitin ang Antipona)*

Tayo ay lumapit, sa kanya'y sumamba at magbigay-galang,
Lumuhod sa harap nitong Panginoong sa ati' y lumalang.
Siya ang ating Diyos, tayo ay kalinga niyang mga hirang,
Mga tupa tayong inaalagaan.
*(Uulitin ang Antipona)*

Ang kanyang salita ay ating pakinggan:
"Iyang inyong puso'y huwag patigasin,
Tulad ng ginawa ng inyong mga magulang
Nang nasa Meriba, sa ilang ng Masa.
Ako ay tinukso't doon ay sinubok ng inyong magulang,
Bagamat nakita ang aking ginawang sila' ng nakinabang.
*(Uulitin ang Antipona)*

Apatnapung taon, sa inyong ninuno ako ay nagdamdam,
Ang aking sinabi, "Sila ay suwail, walang pakundangan
At ang mga utos ko ay sinuway!"
Dahil sa galit ko, ako ay sumumpang di sila daratal,
Sa lupang pangakong aking inilaan."
*(Uulitin ang Antipona)*

Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo;
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan.
Amen.
*(Uulitin ang Antipona)*

## AWIT

O D'yos ng mga bansa, at nagbigay ng buhay,
Lahat ng kabutihan, ikaw ang pinagmulan.
Ang pag-ibig mong wagas, ay nababanaagan,
Alitan sa bayan mo, sa 'yong loob ay laban.

Umaasa po kami, na 'yong patatawarin,
Dahil muling 'pinako ang Kristong maawain.
Talos naming kulang pa, pagsisikap na tupdin:
Na mahalin ang kapwa, at sarili'y limutin.

Turuan mo po kami na kapwa'y paglingkuran,
Ang tumulong nang tapat, nang walang hinihintay,
Pag-isahin mo kami sa isang kapatiran
Na walang kanya-kanya, dahil 'sang angkan lamang.

## MGA ANTIPONA AT SALMO

Antipona 1: **Ang puso ko'y linisin, O Diyos, at ang diwa ko'y panibaguhin.**

### Salmo 51

*(O Diyos, maawa ka sa akin)*

Ako'y kaawaan, O mahal kong Diyos,
Sang-ayon sa iyong kagandahang-loob;
Mga kasalanan ko'y iyong pawiin,
Ayon din sa iyong pag-ibig sa akin!
Linisin mo sana ang aking karumhan
At ipatawad mo yaring kasalanan!

Ang pagsalansang ko ay kinikilala,
Laging nasa isip ko at alaala.
Sa iyo lang ako nagkasalang tunay,
At ang nagawa ko'y di mo nagustuhan;

Kaya may matuwid ka na ako'y hatulan,
Marapat na ako'y iyong parusahan.
Ako'y masama na buhat nang iluwal,
Makasalanan na nang ako'y isilang.

Nais mo sa aki'y isang pusong tapat;
Puspusin mo ako ng dunong mong wagas.
Ako ay linisin, sala ko'y hugasan
At ako'y puputi nang walang kapantay.

Sa galak at tuwa ako ay puspusin;
At muling babalik ang galak sa akin.
Ang kasalanan ko'y iyo nang limutin,
Lahat kong nagawang masama'y pawiin.

Isang pusong tapat sa aki'y likhain,
Bigyan mo, O Diyos, ng bagong damdamin.
Sa iyong harapa'y h'wag akong alisin;
Ang Espiritu mo ang papaghariin.

Ang galak na dulot ng 'yong pagliligtas,
Ibalik at ako ay gawin mong tapat.
Kung magkagayon na, aking tuturuang
Sa iyo lumapit ang makasalanan.

Ingatan mo ako, Diyos kong Manunubos,
Ang pagliligtas mo'y galak kong ibabantog.
Turuan mo akong makapagsalita,
At pupurihin ka sa gitna ng madla.

Hindi mo na nais ang mga panghandog;
Sa haing sinunog di ka nalulugod.
Ang handog ko, O Diyos, na karapat-dapat
Ay ang pakumbaba't pusong mapagtapat.

Iyong kahabagan, O Diyos, ang Sion;
Yaong Jerusalem ay muling ibangon.
At kung magkagayon, ang handog na haing
Dala sa dambana, torong susunugin,
Malugod na ito'y iyong tatanggapin.

*(Papuri sa Ama at…)*

Antipona 1: **Ang puso ko'y linisin, O Diyos, at ang diwa ko'y panibaguhin.**

Antipona 2: **Magalak ka, Jerusalem, sapagkat sa pamamagitan mo'y titipunin ang lahat ng tao sa harap ng Panginoon.**

**Awit: Tobit 13:8-11, 13-15**
*(Pasasalamat sa pagkaligtas ng sambayanan)*

Bayaang ihayag ng lahat ang kadakilaan niya
At doon sa Jerusalem, siya ay papurihan.

Ikaw, Jerusalem, lungsod na banal ng Diyos,
Parurusahan ka niya dahil sa kasalanan ng mamamayan mo,
Ngunit mahahabag siya sa mga gumagawa ng tapat.

Kaya't magpasalamat kayo sa Diyos
Sapagkat siya'y mabuti;
Purihin ang Haring walang hanggan.
Muling matatayo ang iyong Templo
At maghahari ang galak sa kanyang bayan.

Magniningning ang sinag mo sa buong daigdig,
Buhat sa malayo, maraming bansa ay lalapit sa iyo.
Jerusalem, ang iyong ilaw ay magliliwanag sa buong daigdig
Kaya't lalapit ang mga tao
At pararangalan ang PANGINOONG ating Diyos.
May taglay silang mga kaloob sa Hari ng kalangitan.

Sa mga lansangan, maraming lahi ang aawit at magpupuri
Sa habang panahon ang iyong pangalan ay mananatili.

Magalak ka, Jerusalem, dahil sa mga taong matuwid
Mula sa tapunan, sila'y titipuning muli
Para purihin ang PANGINOON, ang Diyos na walang hanggan.

Ang mga anak mong sa 'yo'y umiibig dapat na magalak,
Magalak na sila sa iyong pag-unlad.

Magalak din silang sa katayuan mo'y pawing nalulumbay,
Silang nalulungkot sa iyong tinamong mga kahirapan.

Ang kagalakan mo'y magdudulot sa kanila
Ng tuwang walang katapusan.
Aking pupurihin ang PANGINOON, ang dakilang Hari.

*(Papuri sa Ama at…)*

Antipona 2: **Magalak ka, Jerusalem, sapagkat sa pamamagitan mo'y titipunin ang lahat ng tao sa harap ng Panginoon.**

Antipona 3: **Kayong mga taga-Sion, purihin ang inyong Diyos, na nagsugo ng kanyang salita upang panibaguhin ang daigdig.**

### Salmo 147:12-20
*(Ang pagpapanumbalik ng Jerusalem)*

Purihin mo, Jerusalem, purihin ang PANGINOON,
Purihin mo ang iyong Diyos, kayong mga taga-Sion.

Yaong mga pintuan mo ay siya ang nag-iingat,
Ang lahat ng iyong lingkod ay siya ang nagbabasbas.
Ginagawang matahimik yaong mga hangganan mo,
Bibigyan kang kasiyahan sa kaloob niyang trigo.

Kung siya ay nag-uutos, agad itong natutupad,
Dumarating sa daigdig, na hindi na nagluluwat.
Singkapal ng damit-tupa yaong yelong pumapatak,
Para itong alikabok na sa lupa'y lumalagpak.

Mga yelong buo-buo, sinlaki ng munting bato,
Lumalagpak, na ang lamig di matiis kahit sino.
Ang yelo ay natutunaw, sa isa lang niyang utos,
Umiihip yaong hangi't ang tubig ay umaagos.

Kay Jacob n'ya ibinigay ang balita at pabilin,
Ang tuntuni't mga aral, ibinigay sa Israel.
Ang ganitong karapatan ay wala ang ibang bansa,
Pagkat hindi nila batid ang utos na itinakda.

*(Papuri sa Ama at…)*

Antipona 3: **Kayong mga taga-Sion, purihin ang inyong Diyos na nagsugo ng kanyang Salita upang panibaguhin ang daigdig.**

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Galacia 2:16, 19-20)*

Alam naming ang tao'y pinawawalang-sala dahil sa pananalig kay Hesukristo at hindi dahil sa mga gawa ayon sa Kautusan. Nanalig din kami kay Kristo Hesus upang pawalangsala ng Diyos sa pamamagitan ng pananalig kay Kristo, at hindi sa pamamagitan ng pagtupad sa Kautusan. Sapagkat ang tao'y di mapawawalang-sala sa pamamagitan ng pagtalima sa

Kautusan. Ako'y namatay na sa Kautusan — sa pamamagitan na rin ng Kautusan upang mabuhay para sa Diyos. Namatay na akong kasama ni Kristo sa krus. At kung ako ma'y buhay hindi na ako ang nabubuhay kundi si Kristo ang nabubuhay sa akin. At habang ako'y nasa daigdig, namumuhay ako sa pananalig sa Anak ng Diyos na umibig sa akin at nag-alay ng kanyang buhay para sa akin.

## TUGUNAN

**Gumawa sa akin ang Panginoong Kataas-taasan ng mga dakilang bagay.**
**Tatawag ako sa kanya sa oras ng kagipitan.**
— Gumawa sa akin ang Panginoong Kataas-taasan ng mga dakilang bagay.
Tatawag ako sa kanya sa oras ng kagipitan.

**Ipadala nawa niya ang kanyang lakas upang ako'y iligtas,**
— Tatawag ako sa kanya sa oras ng kagipitan.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo.**
— Gumawa sa akin ang Panginoong Kataas-taasan ng mga dakilang bagay.
Tatawag ako sa kanya sa oras ng kagipitan.

## PAPURING AWIT NI ZACARIAS

Antipona: **Sapagkat lubhang mahabagin ang ating Diyos, magbubukang-liwayway sa atin ang araw ng kaligtasan.**

Purihin ang Panginoong Diyos ng Israel!
Sapagka't nilingap niya at pinalaya ang kanyang bayan.

At nagpadala siya sa atin ng isang makapangyarihang Tagapagligtas,
Mula sa lipi ni David na kanyang lingkod.

Ipinangako niya sa pamamagitan ng kanyang banal na propeta noong una,
Na ililigtas niya tayo sa ating mga kaaway,
At sa kamay ng lahat ng napopoot sa atin.

Ipinangako rin niya na kahahabagan ang ating mga magulang,
At aalalahanin ang kanyang banal na tipan.

Iyan ang sumpang binitiwan niya sa ating amang si Abraham,
Na ililigtas tayo sa ating mga kaaway,
Upang walang takot na makasamba sa kanya,
At maging banal at matuwid sa kanyang paningin, habang tayo'y nabubuhay.

Ikaw naman, anak, ay tatawaging propeta ng Kataas-taasan;
Sapagka't mauuna ka sa Panginoon upang ihanda ang kanyang mga daraanan,
At ituro sa kanyang bayanang landas ng kaligtasan,
Ang kapatawaran ng kanilang mga kasalanan.

Sapagka't lubhang mahabagin ang ating Diyos;
Magbubukang-liwayway sa atin ang araw ng kaligtasan.
Upang magbigay-liwanag sa mga nasa kadiliman at nasa ilalim ng kamatayan,
At patnubayan tayo tungo sa daan ng kapayapaan.

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Nagtitiwala tayo sa kalinga ng Diyos sa bawat taong kanyang nilalang at tinubos sa pamamagitan ng kanyang Anak. Muli tayong manawagan sa kanya:**

*Bigyang-kaganapan ang mabubuting gawain na sa ami'y iyong sinimulan, Panginoon.*

O Diyos na maawain, gabayan kami tungo sa pag-unlad sa buhay-espirituwal,
— punuin ang aming isipan ng katotohanan, katarungan at pagmamahal.

Alang-alang sa iyong ngalan, huwag mo kaming pabayaan,
— at huwag pawalang-bisa ang iyong tipan.

Tanggapin mo ang aming pusong nagsisisi at mapagpakumbaba,
— at di mapapahiya ang sa iyo'y nagtitiwala.

Hinirang mo kami bilang tagapagpahayag ni Kristo,
— tulungan mo kaming maipahayag ang kadakilaan mo.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Ama,**
**punuin ang aming puso ng iyong pagmamahal**
**sa pagdating ng umaga.**
**Sa pagsasabuhay ng iyong atas,**
**makamtan nawa namin ang iyong kapayapaan**
**sa buhay na ito at sa darating**
**na buhay na walang katapusan.**
**Hinihiling namin ito sa pamamagitan ni Hesukristo**
**kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.**
**Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diakono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
— At sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos**
**Ama, Anak at Espiritu Santo.**
— Amen.

*(Kung walang pari o diakono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon,**
**iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan**
**at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
— Amen.

## Panalangin sa Takipsilim

### PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
— O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo.**
— Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

### AWIT

Sa iyo'y pasalamat, Amang sa 'mi'y nagtanim,
Ng iyong ngalang banal sa mga puso namin,
Pananampalataya'y buhay na walang maliw,
Ang Anak mong si Hesus, ang sa ami'y ihain.

Tunghayan mong may awa, ang banal mong Simbahan,
Ilayo sa masama, at lagi mong bantayan,
Gawin mo kaming ganap, sa iyong pagmamahal,
Linisin at iayon sa iyong kalooban.

Tulad ng mga butil na dati'y nagsiwalat,
Nang ito ay mag-uhay, 'sang tinapay naganap.
Kaya't saan mang dako, Simbahan ay ikalat
Tungo sa paghahari ng 'yong banal na Anak.

### MGA ANTIPONA AT SALMO

Antipona 1: **Pupurihin kita araw-araw, Panginoon, at ihahayag ang iyong mga kabutihan.**

## Salmo 145

*(Pagpupuri sa kadakilaan ng Diyos)*

### I

Ang kadakilaan ng Diyos ko at Hari, aking ihahayag,
Di ko titigilan magpakailanman ang magpasalamat.

Aking pupurihi't pasasalamatan siya araw-araw,
Di ako titigil ng pasasalamat magpakailanman.
Dakila ang PANGINOON, at karapat-dapat na siya'y purihin;
Ang kadakilaan niya ay mahirap nating unawain.

Sa alinmang lahi, ang iyong ginawa ay papupurihan,
Ihahayag nila ang mga gawa mong makapangyarihan.
Ang karangalan mo at pagkadakila'y ipamamalita,
At isasaysay ko ang mga gawa mo na kahanga-hanga.

Ang mga gawa mong makapangyariha'y ipamamalita;
Sa lahat ng tao'y aking sasabihing ikaw ay dakila.
Ihahayag nila ang lahat ng iyong mga kabutihan,
Aawitin nila ang kabutihan mo't iyong kabaitan.

O itong PANGINOON ay puspos ng pag-ibig at lipos ng habag,
Banayad magalit, ang pag-ibig niya'y hindi kumukupas.
Siya ay mabuti at kahit kanino'y hindi nagtatangi;
Sa kanyang nilikha, ang pagtingin niya ay mamamalagi.

Magpupuring lahat sa iyo, O PANGINOON, ang iyong nilalang;
Lahat mong nilikha ay pupurihin ka't pasasalamatan.
Babanggitin nilang tunay na dakila ang 'yong kaharian,
At ibabalitang tunay kang dakila't makapangyarihan.

Dakila mong gawa'y upang matalastas ng lahat ng tao,
Mababatid nila ang kadakilaan ng paghahari mo.
Ang paghahari mo'y sadyang walang hanggan, hindi magbabago.

*(Papuri sa Ama at…)*

Antipona 1: **Pupurihin kita araw-araw, Panginoon, at ihahayag ang iyong mga kabutihan.**

Antipona 2: **Sa iyo lamang kami nagtitiwala, Panginoon; malapit ka sa mga tumatawag sa iyo.**

II

Di ka bibiguin sa mga pangako pagkat ang Diyos ay tapat,
Ang kanyang ginawa kahit ano ito ay mabuting lahat.
Siya'y tumutulong sa lahat ng tao na may suliranin;
Yaong inaapi'y inaalis niya sa pagkagupiling.

Lahat ng mga buhay ay tanging ang PANGINOON ang inaasahan,
Siyang nagdudulot ng pagkain nilang kinakailangan.
Binibigyan sila nang sapat na sapat, hindi nagkukulang;
Anupat ang lahat ay may tinatanggap na ikabubuhay.

Matuwid ang Diyos sa lahat ng bagay niyang ginagawa;
Kahit anong gawin ay kalakip doon ang habag at awa.
Siya'y nakikinig at handang tumulong sa lahat ng tao
Sa sinumang taong pagtawag sa kanya'y tapat at totoo.

Yaong kailangan niyong mga taong may takot sa kanya,
Kanyang tinutugon, at kung nagigipit hinahango sila.
Yaong umiibig sa kanya ng lubos ay iniingatan;
Ngunit ang masama'y wawasakin niya't walang mabubuhay.

Aking pupurihin ang Diyos na PANGINOON, di ko tutugutan
Sa ngalan niyang banal, lahat ay magpuri magpakailanman!

*(Papuri sa Ama at…)*

Antipona 2: **Sa iyo lamang kami nagtitiwala, Panginoon; malapit ka sa mga tumatawag sa iyo.**

Antipona 3: **Haring walang hanggan, matuwid at totoo ang iyong mga daan.**

**Awit: Pahayag 15:3-4**
*(Awit ng Pagsamba)*

PANGINOONG Diyos na Makapangyarihan sa lahat,
Dakila at kahanga-hanga ang iyong mga gawa!
O Hari ng mga bansa,
Matuwid at totoo ang iyong mga daan!

Sino ang hindi matatakot sa iyo, PANGINOON?
Sino ang tatangging magpahayag ng iyong kadakilaan?

Ikaw lamang ang banal!
Lahat ng mga bansa ay lalapit at sasamba sa iyo,
Sapagkat nakita ng lahat ang matuwid mong mga gawa.

*(Papuri sa Ama at…)*

Antipona 3: **Haring walang hanggan, matuwid at totoo ang iyong mga daan.**

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Roma 8:1-2, 10-11)*

Kaya nga, hindi na hahatulang maparusahan ang mga nakipag-isa kay Kristo Hesus. Wala na ako sa ilalim ng batas ng kasalanan at kamatayan sapagkat pinalaya na ako ng batas ng Espiritung nagbibigay-buhay, bunga ng pakikipag-isa kay Kristo Hesus. Ngunit kung nasa inyo si Kristo, bagama't patay na ang inyong mga katawan dahil sa kasalanan, buhay naman ang inyong espiritu dahil sa pinawalang-sala na kayo. Kung nananahan sa inyo ang Espiritu ng Diyos na siyang muling bumuhay kay Hesukristo, ang Diyos ding iyan ang magbibigay ng buhay sa inyong mga katawang mamamatay, sa pamamagitan ng kanyang Espiritung nananahan sa inyo.

## TUGUNAN

**Namatay si Kristo para sa ating kasalanan upang sa Diyos maging alay.**
— Namatay si Kristo para sa ating kasalanan upang sa Diyos maging alay.

**Namatay siya sa mundong ito na makasalanan,**
**ngunit sa kapangyarihan ng Espiritu Santo ay muling nabuhay,**
— upang sa Diyos maging alay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo.**
— Namatay si Kristo para sa ating kasalanan upang sa Diyos maging alay.

## PAPURING AWIT NI MARIA

Antipona: **Alalahanin mo, Panginoon, ang iyong awa, ang sumpang binitiwan mo sa aming mga magulang.**

Ang puso ko'y nagpupuri sa Panginoon,
At nagagalak ang aking espiritu dahil sa Diyos na aking tagapagligtas.
Sapagka't nilingap niya ang kanyang abang lingkod!

At mula ngayon, ako' y tatawaging mapalad ng lahat ng salinlahi,
Dahil sa mga dakilang bagay na ginawa sa akin ng Makapangyarihan
Banal ang kanyang pangalan!

Kinahahabagan niya ang mga may takot sa kanya,
Sa lahat ng sali't saling lahi.

Ipinakita niya ang lakas ng kanyang mga bisig,
Pinangalat niya ang mga palalo ang isipan.

Ibinagsak niya ang mga hari mula sa kanilang trono,
At itinaas ang mga nasa abang kalagayan.

Binusog niya ng mabubuting bagay ang mga nagugutom,
At pinalayas niyang wala ni anuman ang mayayaman.

Tinulungan niya ang kanyang bayang Istael,
Bilang pagtupad sa pangako niya saating mga magulang,
Kay Abraham at sa kanyang lahi, magpakailanman!

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Dumalangin tayo kay Kristo, ang pinagmumulan ng pag-asa ng lahat ng nakakakilala sa kanyang ngalan:**

*Panginoon, kami'y kaawaan.*

Kristo, sadyang mahina ang aming pagkatao,
— palakasin kami sa tulong ng awa mo.

Sa aming sarili, likas kaming nahuhulog sa sala,
— ang iyong pag-ibig nawa ang magpanumbalik sa amin sa biyaya.

Panginoon, labag sa iyong kalooban ang pagkakasala
ngunit iyong kinalulugdan ang pagsisisi,
— kahit sa aming pagkakasala, kami'y iadya sa kaparusahan.

Pinatawad mo ang nagsising makasalanan, at pinasan sa balikat ang tupang nawala,
— huwag ipagkait sa amin ang iyong awa.

Sa pamamagitan ng iyong pagkamatay sa krus, binuksan mo ang pinto ng langit,
— tanggapin sa iyong kaharian ang mga umasa sa iyo at nanabik.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Ama,**
**kaloob mo'y kaligtasan sa sangkatauhan,**
**sa pamamagitan ng pagpapakasakit**
**ni Kristong iyong Anak.**
**Maialay rin nawa ng iyong bayan ang sarili sa iyo**
**bilang buhay na handog at tigib ng pagpapalang**
**dulot ng pag-ibig mo.**
**Hinihiling namin ito sa pamamagitan ni Hesukristo**
**kasama ng Espiritu Santo magpasawalang-hanggan.**
**Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diakono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
— At sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos**
**Ama, Anak at Espiritu Santo.**
— Amen.

*(Kung walang pari o diakono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon,**
**iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan**
**at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
— Amen

## Panalangin sa Gabi

PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
— O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo,**
— Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

AWIT

O PANGINOONG Hesus, sa ami'y manahan ka,
Sa pagdating ng gabi, dilim ay kumalat na,
'Wag sana nitong pawiin ang aming pag-asa
Kundi gawing ilaw ang pananampalataya.

PANGINOONG Hesus, gawin kaming mapayapa,
Dumating man ang pagsubok, mayro'ng pagpapala;
Ipag-adya mo kami sa anumang masama
At papupurihan ka, O Diyos na dakila!

Antipona: **Sa gabi at araw, Diyos ko, ako'y humihibik sa iyo.**

**Salmo 88**
*(Panalangin ng isang may karamdaman)*

PANGINOONG Diyos, tumatawag ako sa iyo kung araw,
Pagsapit ng gabi, dumudulog ako sa iyong harapan.
Ako ay dinggin mo, sa pagdalangin ko ako ay pakinggan,
Sa aking pagdaing ako ay tulungan.

Ang kaluluwa ko ay nababahala't lipos ng hilahil.
Dahilan sa hirap wari'y malapit nang ako ay malibing.
Kabilang na ako, niyong malapit nang sa hukay ilagak,
Ang aking katulad ay ang mahina na't ubos na ang lakas.

Ang katulad ko pa ay ang iniwanan sa gitna ng patay,
Animo'y nasawi na nananahimik sa kanyang libingan.
Tulad na rin ako niyong mga tao na iyong nilimot,
Parang mga tao na sa iyong tulong ay hindi maabot.

Dinala mo ako sa may kadilimang hukay na malalim,
Ang hukay na yaon ay isang libingan na ubod ng dilim.
Ikaw ay nagalit, at ang bigat nito'y sa akin nabunton,
Ang aking katulad ay ang tinabunan ng malaking alon.

Mga kasama ko'y iyong binayaan na ako ay iwan,
Binayaan silang mamuhi sa aki't ako'y katakutan,
Kaya hindi ako makatakas ngayo't pintua'y nasarhan.
Dahilan sa lungkot, ang aking paningi'y waring lumalamlam.

Kaya naman, PANGINOON,
Tumatawag ako sa 'yo araw-araw,
Sa pagdalangin ko ay taas ang kamay.
Makagagawa ba
Ikaw, PANGINOON, ng kababalaghan,
Para purihin ka niyong mga patay?

Ang pag-ibig mo ba doon sa libinga'y ipinapahayag,
O sa kaharian niyong mga patay ang 'yong pagtatapat?
Doon ba sa dilim ang dakilang gawa mo ba'y makikita,
O ang pagliligtas, sa mga lupaing wala nang pag-asa?

Sa iyo, O PANGINOON,
Ako'y nananangis at nananawagan,
Sa tuwing umaga ako'y tumatawag sa iyong harapan.
Di mo ako pansin,
O PANGINOON ko, di ka kumikibo,
Bakit ang mukha mo'y ikinukubli mo, ikaw'y nagtatago?

Mulang pagkabata ako'y nagtiis na, halos ikamatay;
Ang iyong parusa'y kusang nagpahina sa aking katawan.
Sa aking sarili, tindi ng galit mo'y aking nadarama,
Ako'y mamamatay kundi ka hihinto ng pagpaparusa.

Parang baha sila kung sumasalakay sa aking paligid,
Sa buong maghapon kinukubkob ako sa lahatng panig.
Iyong pinalayo pati kasintaha't aking kaibigan,
Ang tanging natira na aking kasama ay ang kadiliman.

*(Papuri sa Ama at...)*

Antipona: **Sa gabi at araw, Diyos ko, ako'y humihibik sa iyo.**

## PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Jeremias 14:9a)*

Kasama ka namin, O PANGINOON, Pagkat kami ang iyong bayang hinirang; Huwag mo kaming pabayaan, O PANGINOON naming Diyos.

## TUGUNAN

**Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Tinubos mo kami, Panginoong Diyos ng katotohanan,**
— inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo,**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

## PAPURING AWIT NG EBANGHELYO

Antipona: **Habang kami'y gising, Panginoon, kami ay ingatan; bantayan kami habang kami'y nahihimlay; upang sa paggising, manatili kaming kasama ni Kristong nagbabantay, at sa pagtulog, makapahinga kami sa kanyang kapayapaan (aleluya).**

Kunin mo na, Panginoon ang iyong abang alipin,
Ayon sa iyong ipinangako:

Yamang nakita na ng aking mga mata ang iyong pagliligtas,
Na inihanda mo para sa lahat ng bansa:

Liwanag itong tatanglaw sa mga Hentil,
At magbibigay karangalan sa iyong bayang Israel.

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGWAKAS NA PANALANGIN

**Diyos na Makapangyarihan,
panatilihin mo kaming nagkakaisa
kasama ng iyong Anak
sa kanyang pagkamatay at pagkalibing
upang muli kami'y makabangon sa isang bagong buhay
kasama niya, na naghahari magpasawalang hanggan.
Amen.**

## PAGHAYO

**Gawaran nawa tayo ng Makapangyarihang Diyos
ng gabing panatag at mapayapang pagkahimlay.**
— Amen.

## AWIT O PANALANGIN NG PAPURI KAY MARIA

Aba Ginoong Maria, napupuno ka ng grasya.
Ang Panginoong Diyos ay sumasaiyo.
Bukod kang pinagpala sa babaeng lahat
At pinagpala naman ang iyong Anak na si Hesus.

Santa Maria, Ina ng Diyos,
Ipanalangin mo kaming makasalanan
Ngayon at kung kami'y mamamatay. Amen.